BUHAY NA PINAGDAANAN NI

# D. JAIME DEL PRADO



**Anac ng Haring ENRICO at Reina ISABELA**

# SA REINO NANG UNGRIA

BUHAY NA PINAGDAANAN

NI

# D. Jaime del Prado

NA ANAK

## NANG HARING ENRICO

AT REINA ISABELA

SA REINO NANG UNGRIA

**IKAAPAT NA PAGKALIMBÁG**

**MAYNILA:—1921.**

IMPRENTA, LIBRERIA Y PAPELERIA

NI

J. MARTINEZ

P Moraga 34/36, P. Calderón 108 at Cabildo 253, Intramuros.

1963 1920



# SA MAGSISIBASA

Sa lining̃oslinĝos at lining̃aplining̃ap
nang isip ay cusang dito'i nauacauac
sa lansang̃ang hindi maquipot malapad
na napaglibang̃an libutin nang palad.

Sinuong ang tudla nang cutyang masasal
na nabibing̃it na sa pintas nang tanan
ng̃uni't icao lang̃it ang asa co lamang
sa pagca lugami ang magtatangcacal.

At uala nang ibang maguing suhay aco
sa matinding tulac nitong Samsong mundo
liban sa matibay na mang̃a aua mo
na hindi marunong humabag sa tao.

Caya aco ng̃ayo'i namungcahing luhog
dahilan sa aquing tulang caposcapos
anaquin cung baga luminsad ang ayos
ay masalaguay rin ang icatatalos.

Gayon din sa iyo ó nanasang guilio
ay bago mo lamang sana cacatcatin
ang quilíng na letra'i versong naduduling
lahat nang casunod muna ay basahin.

*Na cung magcagayon may di pagcabatyag*
*ang hulo at mula nitong aquing saad*
*anomaug basahin capag di binalac*
*bihirang maualan nang licong pagpintas.*

*Patlanğan co rito't nang di ca manğauit*
*sa hinintayhintay nang icababotid*
*alin mang salita capagca malurit*
*sa mananainğa ay macaiinip.*





BUHAY NA PINAGDAANAN

NI

# D. Jaime del Prado

NA ANAK

NANG HARING ENRICO

AT REINA ISABELA

SA REINO NANG UNGRIA

## PUNO NANG SALITA

Sa lubhang mapalad na hinahantungan
nang tauo at reino nang Ungria ang saysay
may isang suplina sa morong lumitao
na haring Enrico del Prado ang ngalan.

May cabiyac namang catana'i ang bansag
reina Isabelang luclucan nang dilag
cung ano ang diquit nang nlirang quiyas
gayon din ang asal na lubhang banayad.

Sapagca't macetas na lagac ni Jesús
saan di lalago ang binhi cung ayos
nang magbulaclac na nama'y sa sisipot
isang bucong libí cay Marte at Venus.
Sumicat na tala cung sa cagandahan
sa b hasang mata ay macamamaang
sumilang na salot cung sa catapangan
bayani mang puso'y mahihintacutan.
Anopa't ang buong inahihiuatig
sa quilos sa anyo, sa ayos at tindig
pananaghilian nang macamamasid
buto'y mabibilog mata'y nanlilisic.
Nguni't may devociong taglaytaglay siya
sa mahal na Poon Antonio de Padua
bago ipipiquit ang dalauang mata
catungculang dasal ay bubuchin muna.
At sa arao-arao pagbucang liuayuay
ang tungo nang paa'y ang pasa simbahan
cung uala nang misa at matanghalian
ang buntong hininga'y hindi magcamayao.
Di masabing lunos ang ilinilimbag
sa muc-ha anaqui'y dinatnan nang hirap
ang manga criado'y sinisising lahat
ang uica'y cung ¿baquit di guinising agad?
Bucod pa sa rito'i marunong maaua
sa capoua taong may manga sacuna
tatlong taóng edad banta co ay bata
sa ugali't isip ay parang matanda.
Napagbulay-bulay nang hari at reina
cusang magpasundo nang isang profeta
at pahuhulaan ang maguiguing bunga
nang canilang supling cung baga magsanga.

Palibhasa'i hari ang nagpapatauag
may di sa pagsunod ulo ma'i matigas
pagharap ay bigla nilang siniyasat
cung matuturingan ang palad nang anac.

Tugon nang tinanong sucat pong asahan
nang iyong alindog ang isasalaysay
cung ito'i lumaqui sa cangino pa man
matanda ó hari ay hindi gagalang.

Datapoua't ualang cabayana't bundoc
na dili ang dahas nito'i mababantog
tauo, Arao, Buan hangin man at hayop
ay pauang sisidlan nang pangingilabot.

At mababandila sa sangsinucuban
ang Jaime del Pradong quilabot na ngalan
at ang tatamuhing cahulihulihan
hahauac nang isang cetro imperial.

Matapos ang madlang pahayag na tangi
sa capoua pahayag di nagbacas mali
napaalam nanga sa mahal na hari
itong manghuhulang may nasang maoui.

Dalauang nalua'i nangagtaglay hapis
dahilan sa ualang galang na nabanguit
nguni't ang ligaya namang nacapalit
sa papur'ng bigay nagcacanglalabis.

Matuli't salita ano'i nang dumating
ang capanahunang taóng icaanim
sa isang maestrong may dunong na angquin
ipinabahalang sa letra'i linisin.

Itong aligasa't tampalasang loob
dalida'i namang sa escuela'i nasoc
sa boong maghapon ualang hinanahot
liban sa humanap nang macacahamoc.

Pagaaral niya'i pinababayaan
basagulong lahat ang hilig nang buhay
at halos ang balang batang masumpungan
nalang bigong lapit na di quinaauay.

Anopa,t nagdamdam yamot ang maestro
sinabi sa hari ang lahat nang ito
matanto'i sa galit ay cusang binago
ang canilang dating pinagyaring trato.

Sa dalauang pung piso isang buan
ang upa sa bata'i hinustong sangdaan
nguni't malalagac sa caniyang bahay
pagcain, pagtulog ay aalagaan.

Ang paraang ito'i di lubhang nalaon
nagsáquit ang batang humanap nang dunong
pagcatuto niya'i parang isinulong
sa loob nang tatlong linamay na taón.

Naguitna sa laot nang filosofia
sumadsad sa grado nang bachileria
caya nga't ang manga caescuela niya
sa dunong naiuan piquit pa ang mata.

Nang uala na siyang macasundong libro
baga ma't marami di agpang sa ulo
pinihit ang paa't napa sa palacio
humarap sa ama,t, ang uica'i ganito:

Aco ay hindi na ngayon magaaral
at sucat na itong aquing gradong taglay
subali't ang ibig namang matutuhan
itong pagpupulong sa estrado real.

Ang haring Enrico nama'i di umimic
palibhasa'i tama ang ipinagsulit
at catagang uica lamang ang guinamit
magsanay ca bunsong tumangan nang caliz.

Sagot niya'i aba't pinagsasanayan
pala ang humauac nang sandata't gayang
acala co'i hindi't ang sariling tapang
nang tauo ang siyang dapat panghauacan.

Di pa nalulutas ang pagpapahayag
nanaog at doon sa torre'i umacyat
hinarap ang ina't siyang quinausap
nang balabalaquing macahahalachac.

Ano'i naisipan ni Enricong hari
dalauang maestrong sa armas ay pili
ipinasundo nang madaling madali
pagdating ay agad silang sinanguni.

Na cung mangyayari ang sa haring turing
anac co ay inyo lamang na linisin
nang pananandata't sa torre'i hanapin
aco ang may utos ang inyong sabihin.

Sa gayong habilin pagdaca'i sumunod
manga inutusan sa escrima'i bantog
maquita ni Jaimeng siya'i dinudulog
tinanong ang sanhi nang pagayong ayos.

Anila'i ang saad nang hari mong ama
icao ay turuan namin nang escrima
ani Jaime yamang cayo'i hinihila
nang masamang signos magcumpisal muna.

Tuloy mangagdagdag nang tapang at licsi
baca cung hapo na i saca magsisisi
at uala nang daang mauli sa dati
ang pinagsauaang buhay cung maputi.

Dalauang pangahas na ayao magdamdam
tacot sa gayong manga bala lamang
ay nagsitalo na't pinanguiguiguilan
ng ngipin ang tucod sa mundo ng tapang.

Di naguilang paling nang paquiquitalad
ang dalaua'i dagling siniglan nang gulat
sa limit nang tagang canilang namalas
nagcacandarapa sa pagtutumacas.

Humarap sa haring nagsisipaghingal
na di magcauasto ang pagsasalaysay
anila'i ang inyong pinatuturuan
camuntic na caming agauan nang buhay.

Yaong lumalasap nang gayong balita
tinutop ang noo't nagdadalang hanga
¿diyata't ang inyong sinabi ay tama?
oo po ang sagot nitong nangahiya.

Kung gayon ay hayo't cayo'i tumahimic
ualang lunas cundi ang gauang magtiis
di pa napuputol ang sa haring sulit
ito na'i ang Marte na may pasang galit.

Nagbuhat sa torre at ang hinahanap
dalauang palalong matapang ay duag
binati nang ama ¿baquit nagliliyab?
ang tugon ay ¡dahil sa manga pangahas!

Diumano'i iyong pinapaparoon
sa aqui't nang aco'i sa armas dumunong
nangagmamadali sila nang paghamon
nang aquing labanan ay nangagsiurong.

Ang payo nang hari maghinahon ca na
basahin mo itong bilyeteng padala
niyong emperador sa bayang Granada
dahilan sa isang anac na princesa.

Patotorneohan at balang manalo
siyang magcacamit nang himalang premio
caya nga't marami ang príncipeng dayo
gayac na cung bagá't ibig mong dumalo.

Oo ñga ang uica sa mahal na hari
aco po ay iyong bendicionang dagli
cahi't aco'i isang bata pa mang munti
sa larong torneo'i maquiquiugali.
Sumacay sa isang cabayong alasan
tinahac ang boong calaparang parang
mabangis mang hayop. capagnabunguan
ay cadalidaling ipaghahampasan.
Caya't mayroon ding isang buang singcad
ang guinalagala sa mahabang gubat
at nangagdadalang inip na ang lahat
sa hinintayhintay na lubhang malouat.
Niyong mayamot na ang madlang guinoo
ay siyang paglitao ni Jaime del Prado
hindi na pinugay sunong na sombrero
at sa emperador ay naquipagyongo.
Aco ay cung caya dito'i nacarating
dahil sa bilyeteng dumapo sa amin
saad ay sandaling icao ay dayuhin
tungcol sa anac mong tala rao maningning.
Itong emperador namang naquiquinig
sa suclam ay halos mapunit ang dibdib
sa sarili niya'i iniisip-isip
yaong lapastangang manga pagsusulit.
Aniya'i mula nang sa mundo'i masipot
di aco nagquita nang para mong hayop
sa harap co'i biglang lumapit dumulog
sombrero'i hindi man sa ulo'i quinilos.
Tumanong ang hari ¿baquit baga caya
tila camunti ma,i uala cang bahala?
cung ano ang hauig nang pagsasalita
gayon din ang iyong ugaling timaua.

Sombrero mo'i labis manding pagcamahal
caya't ayao mo nang buhating ipugay
sa aco'i monarcang dapat na igalang
¿ano't itinapong puri nang magulang?

Sagot nang principe ¿baquit ca nagturing
nang salitang di co maubos macain
muc-ha mo,t muc-ha co'i magcasingculay rin
ano't sa di dating gaui hihiliin?

Ang aquing sinadya dito at hinangad
lamang ay lumahoc sa torneo't galac
hindi balang tauong maycoronang hauac
papaglilincorin, ang hingi co'i tauad.

Caya ang torneo'i itanyag na ngayon
nang aco ay hindi matulad sa apoy
¡hulihi't gapusin anang emperador
itong tauong ualang estilo at ulol!

Ang manga soldado ay nag aagauan
gumapos sa tilang tauong hamac lamang
uica nang príncipe sa magsisitangan
cayo'i nagsaua nang sa lupa'i mabuhay.

Cung baga't mayroon hinayang na muntic
disin ay iilag sa buhaui't bangis
nang pipilitin ding talia't mabitbit
umimbao at biglang binunot ang caliz.

Sinindihang bomba ang nacacatulad
sabog nang polvorang espada'i nanataac
sa liig nang madlang naquiquipaglamas
caya't di nalaon plaza'i nagliuanag.

At sampu nang manga dumayong príncipe
conde't caballero manga marques duque
naramay natupoc sa galit ni Jaime
ang loob at labas nang reino'i napesti.

Ang di macagahis sa paquiquilaban
tutunguhing bigla ang canilang bayan
ang gaua ni Jaime uusigin naman
hangang di sumuco ang reinong maratnan.

Ano pa't sa gayong habol at pagtuguis
maytatlongpu rin bayan ang pinalis
ang hindi marunong mangalay na caliz
nabingao sa madlang buhay na pinatid.

Nang uala na siyang bayang macasumpong
binihag na lahat boong reinong yaon
ang catutohanan pagsuco'i tinipon
saca sa Granada'i bumaling ang lindol.

Emperador naman sanhi nang simbuyo
nagtago sa isang silid nang palasio
panganib ay baca si Jaime del Prado
magbalic at putlin ang caniyang ulo.

Di lubhang naglouat ang pihit nang hangin
sa Granada'i agad namang nacarating
hinanap ang lilong sumbat nang hilahil
ang uica'i ngayon ca magbayad sa aquin.

Yamang icao lilo ang siyang nalupig
carampatan ca ngang magpugay na pilit
cung aco ang iyong nasupil nagahis
disin ay nasunod ang pita mo't nais.

Itong emperador di nacapangusap
nangangayupapang luha'i nalalaglag
ang príncipe nama'i sinidlang habag
sa lahat nang sala'i biniguian nang tauad.

Aniya'i nasaan ang iyong balita
na princesang anac diumano'i sula
pagdaca'i lumabas yaong nausisa
sa tahanang silid tacot palibhasa.

Minasdan ang ticas ni Jaimeng magaling
¿ito ba aniya ang talang maningning?
gandang iya'i di pa nais nang panimdim
icao ay lumapit princesang butihin.

Walang iba acong hiling ngayo't utos
cundi ang muha ca nang tumbagang pulos
malapad na tabla ang hichurang ayos
na mapagsulatan nitong iniimbot.

Saca pinatauag ang isang grabador
siyang tagalimbag sa tumbagang yaon
ang lahat nang bayang sumucong hinahon
dito'i iquiquintal na ualang tututol.

Yamang cayo'i aquing tinalo't nabihag
sa lahat cong ibig dapat na tumupad
caya sa tumbaga'i aquing isusulat
nang cayo ay hindi magsitaliuacas.

At sa taón taon ay inyong dadalhan
nang buis ang aquing amang minamahal
tuloy quilalanin ninyong calahatan
aco'i emperador na paglilingcuran.

Halaga nang buis na dadalhin doon
baua't isang reino ay mandaang doblon
cung baga't magculang asaha't ibaon
sa noo ang cayo'i daratnan nang lindol.

Malutas ititic at uala nang hindi
nalimbag itong grabador na pili
quinuha ni Jaime't quinabitang tali
at sa liig niya'i ibiniting dagli.

Nanaog at halos liparin ang bayan
nang datning maaga ang haring magulang
sapagca't ang puso niya'i nauuhao
sa di pagquiquitang mahaba nang arao.

Salita'i saan pa di daratning agad
cahima't ang layo'i limang libong leguas
nang magquitaquita'i sabihin ang galac
pauang hinandugan nang tigisang yacap.

Isinaysay na nga ang puno at mula
nang catacatacang dingiging balita
caya't may tatlo nang buan ang nasira
ang isip nang tauo'i may dalá pang hanga.

Ano'i sa lumipas ang tatlong panahon
at labingdalaua sa príncipeng taon
naisipisipan niyong emperador
sa imperiong Turquia magsabog nang lason.

Yaong si Monjadab na lubhang masidhi
niyacag ang isang pangimbulong mali
dahilan sa yaman ni Enricong hari
caya pinasucan nang pananaghili.

Ipinagayac na yaong ejercito
bilang itutupoc sa Ungriang reino
bucod ang canyang macapal na hucbo
sa iba't iba pang sacop ay nagpulo.

Caya't nang bilangin natipong general
ay may tatlongpung humiguit cumulang
ang manga soldados ay ualang paglagyan
nagsiquip ang loob at labas nang bayan.

Nagsilacad nganing di mapiguilpiguil
ang Ungriang reino ay halos lundaguin
cauicaan nila sila'i nagdidilim
at di alaalang may bagyong casiping.

Sa lual nang Ungria nang sila'i matambad
manga embajada'i siyang iguinayac
humingi nang tatlong piling mararahas
sa haring Enrico ay cusang haharap.

Ang inyong sabihin anang emperador
acong si Monjadab ang nag utos doon
ang cetro at yamang canilang natipon
ihandog nang tuhod sa yapac co ngayon.

Cung ayao pumayag sa pita co't hiling
ipaquita itong manga sama natin
at bago pa lamang nilang tatanauin
nang magtaglay tacot sila sa panimdim.

Masayod nang manga sugong ibinutos
nagpapangagauan sa reino'i pumasoc
nang maipagsulit ang cuhilang luhog
niyong emperador nilang saligotgot.

Nagpasabi sila sa mahal na hari
na cung mangyayaring cunan nang sanguni
dahilan sa bitbit nilang dalamhati
pinatuloy naman ni Enricong bunyi.

Nang sila'i pumanhic sa estrado real
biniguian nang silyang dapat na maupan
at saca sinabing di nagdahandahan
ang puno at dahil niyong talamitan.

Anila'i ang aming poong emperador
yaman mo't corona ay ipinacacaon
paluhod ang iyong pagaalay roon
cung hindi ay pilit cayo'i malilipol.

Di pa natatapos ang pagpapahayag
si Jaime del Prado'i biglang naquisabad
aniya'i houag nang muli pang mabuclat
iyang di co ibig dinging pangungusap.

Tatlong embajada'i anyong tutugon din
tumindig sa licmo itong may rimarim
yamang cayo'i ayao maquinig sa aquin
dapat na maghasic itong silyang garing.

Inihampas na nga sa canilang tatlo
may lagas ang sihang may putoc ang ulo
yaong tinamaan nang daplis sa noo
ay siyang nacapagcumaycay nang tacbo.
Trumpo ang cabagay sa ininog-inog
anhin mo'i palaso nang pagcucumamot
at sa emperador niya ay dumulog
garil pa ang dila't naualan nang loob.
Tinanong ang dahil nang gayong hiuaga
nitong emperador na napapahanga
macahunos dili siya ay naguica
anhin mangtouirin ay nagcacalisiya.
Aniya'i mayroon isang batang munti
na casipingsiping ni Enricong hari
nang aming sabihin ang bilin mo't hingi
hinampas na caming hindi nangimi.
Cayo po ang aquing dalauang casama
magpangayon yata ay cumiquisay pa
cundi nacailag at aquing nasanga
marahil doon din acó matitira.
Itong si Monjadab na umuulinig
nagbaga ang puso niyong pagngingitgit
labasin na natin ang manga balauis
nang di mamihasang sugo'i biguiang saquit.
Ang haring Enrico naman ang banguitin
galit sa príncipe ay ualang cahambing
dahil sa inasal na hindi magaling
manga embahadang buhay na naquitil.
Ipinagtabuyang malis sa palasio
ang caauaauang haligui nang reino
nang oras ding yaon ito ay yumao
di man nacausap ang inang cabuto.

Pinananaghuyan ang lahat ni Jaime
ang bahay at madlang halaman sa corte
sinomang magmasid na may auang iui
pilit idadamay ang luhang sacbibi.

Lalacad nang munti't magninilaynilay
noo'i tututupin luha'i bumubucal
saca isasanib sa inouangouang
at buntong hininga ang uica ¡ay inang!

Anong laquing hirap nang pamanang dusa
sa aquin nang aquing nabighaning ama
¿diyata ina co'i natitiuasay ca
niyaring pagpanao cong buhay mangulila?

Balisa nang puso caya'i nalalagay
sa lubhang malalim na catahimican
bago'i ang bugtong mo na pinagpuyatan
ngayo'i tumutulac na uala cang malay.

Kaya paalam na paalam ang bunso
na iniaanod sa tangis ang puso
cahimanauari tayo'i magtatagpo
sa mundong uala nang gauad bantang lico.

Ito at iba pang culay nang hinagpis
ang gumagaralgal sa cay Jaimeng bibig
sa loob ay hindi maubos maisip
yaong buhay niyang ualang casing pait.

Nahinto ang hibic dahil sa namalas
yaong cumucutong turcong mangugubat
caya nga't sino mang may loob na perlas
lalabuing pilit cundi man magulat.

Sinalubong cahi't lubha mang macapal
nitong pusong ualang tacot camuntiman
yaong embahada namang nacatanan
malayo pa siya'i naquilalang tunay

Aagad itinuro siya cay Monjadab
ito po ang batang sa Ungria'i quidlat
at siya ang sa aming ulo'i nagpalabas
niyong hindi gauing icalat na utac.

Minalas nang hari ang cauiliuiling
quiyas, quilos, anyo't tindig nang príncipe
dangan ay may dala pang suclam sa pagapi
ay pagcucusaang suyui't macasi.

Nguni't nanaig din ang subo nang dibdib
nitong emperador na singao sa lupit
ipinacubcob na ang príncipeng ganid
sa manga soldado't samang generales.

Mapaguitna itong pangalauang Marte
sa lauac nang manga masidhing bayani
humingi nang tulong sa devotong casi
upanding malabas sa tropang malaqui.

Di caguinsaguinsa ay biglang lumucso
ang parang may loob na piling cabayo
limang libong dipa ang linundag nito
nacuhang lumabas sa iquid nang hucbo.

Macapamayagpag ang ugat nang tapang
parang lumalagas nang dahon sa tangcay
at halos sa madlang dibdib nang caauay
ang dulo nang tabac niya'i nagsusubiyang.

Nang magmalay ngauit siya ng paglipas
sa buhay nang manga morong napahamac
yaong emperador natutong tumacas
cabuntot ang pitong general na douag.

Yaong ualo lamang ang naligpit
sa gayong marahas na pamimiyapis
at ualang nasayang na lipad nang caliz
ni Jaime at pauang dumapo sa liig.

Nalinis ang plazang nang una'i madilim
dugo't manga turcong patay ang buhangin
uala namang sucat maauang maglibing
saca ang príncipe'i lumayas noon din.

At mula na yaon nang pagpanao niya.
tutupdin ang utos nang haring monarca
ualang maalamang tunguhin ang paa
sucat maparoonang mabihag na cueba.

Sa liningap lingap ay may namataan
encantadong bundoc niyong si Croboan
nang yao'i mabatyag naisipisipan
ang cusang bacahin cahi't icamatay.

Nguni't naudlot din ang matuling nais
dahilan sa pacay na lubhang mahigpit
cundi pasaclolo sa devotong ibig
binabantang yao'i mahirap magahis.

Nanicluhod nanga ang lipós nang sindac
sa cay San Antonio de Padua'i tumauag
napaaabuloy baga man di dapat
caramay ang luhang sa mata'i nunulas.

Aniya'i ito pong aquing hinahaca
hinguil sa magaling at di sa masama
cung baga't masupil saan di ang daya
nang manga encanto'i hihina ang bisa.

Linuhugang santo diua'i nagtaglay rin
habag sa caniyang tapat na alipin
nang macatapos nang macapanalangin
may napulot siyang isang batong garing

Mabilog na paris nang bato sa billar
at may isang sulat na dinadaganan
binucsa't binasa ang napapalaman
ganito ay dinguin nang ibig tumacal:

'Jaime cung sacali't ibig mong magtuloy
"ay humayo ca na sa tangca mo't layon
"itong batong aquing inihulog ngayon
"ingatá't sa iyong buhay magtatangol.
"Ang capangyarihan bagsic nitong bato
"cung paninictan ca nang dayang encanto
"sa bibig ay dagling ito'i isumpal mo
' pangontrang mabisa ang lauay nga nito.
'Ihilot mo lamang sa didictang balat
"di ca na tatablan nang anomang hirap
"bagcus ang loob mo'i tatapang lalacas
"caya hayo ca na sa handa mong lacad,"
Babalang nangyari malutas·basahin
ang puso ni Jaime munti ring naalio
binuhat ang paang halos ay lucsuhin
encantadong bundoc dadalhang hilahil.
Nalapit sa pinto nang mahabang cueba
isang tigreng sacdal bangis ang naquita
ngiping bagong hasa'i nangauumang na
sa sinomang taong doo'i sumaguila.
Hinandulong nanga cahi't ualang galit
ang tigre at biglang ginapas ang liig
at sa icalauang pinto ay sumapit
ang dinatna'i isang leóng lalong ganid.
Sapagca't bihasang pumatay nang hayop
itong ualang malay sa gauang matacot
nalaonlaon man nang paquiquihamoc
pinilit ang ulo nang leó'i pinugot.
Sa icatlong pinto nang siya'i dumating
natingala'i isang ibong nacabitin
ang mabining hacbang niya ay piniguil
hinamoc na siyang ayao papasuquin.

Ang catacatacang ayos nitong ibon
cahima't ang pacpac, liig ay maputol
ay mauugnay rin at nanga uugpong
caya ang hininga'i bilang nahahabol.

Gayon ay mamasdan ni Jaime del Prado
lalong nagpapanting ang teynga at ulo
napagalaala ang sucbit na bato
mapangbisang gamot sa manga encanto.

Isinubong bigla nitong lipos ngitngit
balang maging lauay dinampot sa bibig
at ang mahiualay na pacpac at liig
daramputin niya't lauay ipapahid

Sa paraang yao'i hindi na nauli
ang ibon sa dugo niya'i nalugami
caya't di inabot ang maguing tanghali
nang hiningang laong nagpairiiri.

Sa uacas na pinto nang siya'i pumasoc
dinatnan ay isang tauong natutulog
sa isang malapad catreng gintong pulos
yao'i si Croboang may-ari nang bundoc.

Pinagisip niya ang gagauing bagay
cung dapat guisingin ó quitlan nang buhay
nguni't minagaling ang sa dugong mahal
pinucao nga muna't nang di rao mahalay.

Pagbangon ca lilo aniya't ang oras
nang camatayan mo ngayo't nahaharap
itong pinupucao ay hindi mamulat
palibhasa'i bagong galing sa pagdilat.

Isang buang singcad cung ito'i umidlip
ang sabi nang balang nangacababatid
puso nang príncipe lalong nagtatahip
nuha nang martilyo't sa noo'i tinapic.

Hindi cumiquilos sa pagcagulaylay
pinucpoc na muli nang martillong bacal
sa di rin cumibo'i ipinagubusan
nang lacas at saca nadilat pa lamang.
Magquitang liuanag banayad nagturing
¿sinong gamogamo ang nucao sa aquin?
ani Jaime'i hayo tindig at subuquin
cung alin ang dapat madusta sa atin.
Habang nagmamasid yaong nacahiga
nababaon naman si Jaime sa lupa
dahil sa encantong lalang at paraya
anhin mo'i naupós na parang candila.
Mapagbulaybulay ang gayong pagayop
sa sucbitan niya'i ang bato'i dinucot
at saca sa bibig ay ng nalotngalot
sa paang nabaon lura'i inahilot.
Nang maidampi na'i siyang pagcaahon
sa quinalubugang isang batong marmol
at ipinairal naman ang paghamon
tindig na sa catre tampalasa't pusong.
Cung hindi mo ibig diyan din mabubo
ang iyong malapot na babahang dugo
itong quinantiauan pagdaca'y tumayo
hinamon na siyang hindi birobiro.
Ang bilis nang baguiot dahas nang buhaui
alangang iparis sa dalauang licsi
ngunit nalinlang din sa pamamayani
itong si Cróbóang may encantong iui.
Sinupil ang canyang catutubong dahas
ang buong catauan ay batbat nang sugat
nang di macabata sa hapdi nang antac
sa quinacalaban banayad nangusap.

Aniya'i di mo rin aco mapapatay
at uala sa aquin ang ingat na buhay
cung ibig macuha'i doon mo paronan
sa dalauang bundoc na naguumpugan.

Itlog ang caparis nang laqui at bilog
at siyang sa aquing buhay nagcucupcop
cung iyon ay iyong ipalo't madurog
layao co sa mundo'i siyang pagcaubos.

Caya naman gayon cay Croboang turing
nang doon si Jaime maimpit masupil
cundi sa paraan niya dadaanin
buhay nang príncipe i hindi maquiquitil

At ang cauicaan sa pagsungab niya
pilit maliliguis na ualang pagsala
ang uica ni Jaime sa nagpaparirala
mahanga'i cunin co't nang mabihag quita.

Yao na ang ubod nang tapang at lacas
pagdating ay bigla niyang sinambilat
ang dalauang bundoc na ibig magyacap
at sa buhay niya'i may nasang umutas.

Doon sa paghadlang nang tigisang camay
tugatog na yao'i parang sinuhayan
huminto ang dahas nang paguumpugan
nacuha ang itlog sa calaguitnaan.

Magbalic sa dating lugar nang cahamoc
ang lahat nang sugat ay bahao nang lubos
palibhasa'i campon nang manga demonios
caya mangyayari ang balang maloob.

Príncipe'i namangha sa gayong namasid
ito ay iniuang sugat ay malimit
saca sumandaling sa mata'i nauaglit
piclat man ay ualang natira't malinis.

Nguni't humanga rin naman si Croboan
aniya'i cung baquit noui pang buhay
malaqui't mahaba sa aquing catauan
ang pagasang doon titira cang bangcay.
Tugon nang príncipe magsabi ca ngayon
cung sumusuco na at napaaayon
nang di ang itlog mong tangan co'i mapucol
manabog sa tigas nitong batong marmol.
Ano nga'i nang anyong iniaamba na
si Croboa'i agad napahinuhod na
at ang huling uica'i sasampalataya
sa iisang Dios na tatlong Persona.
Lauitan mo aco nang habag ang uica
yaring caloloua'i sayang cung maaba
binyaga't ibucas ang piquit cong diua
tuloy sumusucong nangangayupapa.
Itong naquiquinig sa gayong pagluhog
sa toua ay halos luha ay sumabog
caya nga nagbiglang sa balon sumaloc
nang tubig sa morong ulo'i ibinuhos.
At saca sa ngalan nang Ama at Anac
Espíritu Santo ang ipinahayag
bibinyagan quita di man aco dapat
nang tayo'i manulos sa pagsisingliyag.
Nang maraos yaong camahalmahalang
Sacramento'i sila'i nagyacap na tunay
tanda nang malaquing pagcacaibigan
at ualang cacalas cundi camatayan.
Sila ay nagsamang parang magcapatid
dasala'i parating binubucang bibig
sa arao at gabí ualang iniisip
cundi sumahod nang aua sa langit.

Mulang magmahalan ang magcarayama
si Jaime ay binigyan nang magíca negra
sampu pa nang tatlong batong iba't iba
sa hangin, sa init, sa lamig ay contra.
Cung baga't malacas ang bagyong darating
si bacal agad mo lamang na tauagin
cahi't ipo-ipo ang ayos nang hangin
di mababagabag sa pagcagupiling.
Gayon din cung baga masasal ang init
banguitin mo lamang pangalan ni lamig
pagca alinsangan ay di na cacapit
sa dating ugaling panahon hihilig.
At cung taglamig naman ang umiral
ang tauaguing lunas ay si cainitan
ang init sa bibig buc-hinbuc-hin lamang
di na mangingiqui cahi't anong ginao.
Doon sa canila na pagsasalita
at pagbibigayan nang ligaya't toua
puso nang príncipe dinayong gunita
lahat nang encanto pasucuing paua.
Tumanong sa piling irog at catoto
¿alin bagáng yungib ang Monte de Oro?
tugon nang causap di co mapagsino
sapagca't malalim ang nausisa mo.
Dapoua't ang aquing masasabi lamang
bundoc nang Olfatong pinaliliguan
nang tatlong princesang doo'i tumatahan
sa Monte de Orong di co maalaman.
Touing hatingabing tahimic ang oras
damit calapati ang baguis na sangcap
na dumadagundong sila nang paglipad
at sa paliguang balo'i lumalapag.

Uica nang príncipe cung mangyari sana
samahan mo aco't maquiquipagquita
sa ibinabalita na tatlong princesa
at sisiyasatin baca may maganda.

Oo ang uica nitong si Croboan
at ituturo co yaong paliguan.
abata't liparin nang di magabihan
tayo nang pagsuba sa bundoc at parang.

Yumao na silang catulad ay hangin
bundoc nang Olfato'i maagang dinating
uica ni Croboan aco'i ooui rin
nang dili ang cueba ay magcahilahil.

Doon napanuod ni Jaime ang ticas
bundoc nang Olfato caraniuang lapad
ang mahica negra'i guinamit na agad
sa bubong nang baño'i bumucas nang landas.

Nang mapaloob na ang príncipeng bantog
sa parang camalig ay naglibotlibot
balóng sacdal diquit ano'i sa mataos
lumusong na hindi nangiming lumubog.

Dito sa caniyang sisid na malaon
naganyac ang puso sa linao nang balon
di caguinsaguinsa nang siya'i umahon
cataua'i nabatbat guintong parang apoy.

Matay mang isipin ang gayong himala
hindi mauatasan ang sanhi at mula
cung catcatin niya'i lalong lumalala
ang quintab nang balat doradong mistula.

Sa gayon ng gayon hindi rin mababao
at naguing camuc-ha'y guinto ang catauan
siya'i nagmadaling umahon sa pampang
sa lahat nang suloc ay nagpasyalpasyal.

Natuclasan niya ang magandang silid
tunay na guinhaua cung hindi man langit
quisami ay guinto at pilac ang sahig
malungcot mang puso'i magsasayáng pilit.
Sa may dacong dulo nang umabot siya
namatamataan ay isang cahuela
marahang lumapit at dinampot niya
bucsan ay may lamang isang cucuratsa.
At saca nangusap ang hiuagang ipis
D. Jaime aniya icao ay maquinig
ingatan mo aco at macabibihis
cahi't cacamunti sa daratning saquit.
Di na maliliban oras at darating
ang piling princesang anac nang bituin
at sa paliguang balon ay hintain
ang tatac-hang sula nang puso't panimdim.
Icao ay mangubli sa puno nang peras
nacauin ang damit calapating sangcap
at cung paghabulin saca mo itanyag
ang iyong pagibig sa bacas nang yapac.
Matanto ang gayon ng bunying príncipe
sa puno nang peras pagdaca'i nangubli
hihintin ang lunas nang sintang sacbibi
umugong nang anyong mahahatingabi.
Anang cucuratsa'i huag cang quiquilos
ito na ang iyong larauan ni Venus
capag isinabit ang damit na suot
agapang nacauin habang naghihilod.
Damit calapati ano'i nang hubarin
ni doña Maríang urian nang ningning
malitao ang balat na anaqui'i garing
pagsinta nang lilo'i papagtatapatin.

Isinampay nanga ang maguiguing daan
nang pagquiquilala ni Marte't ni Bouan
nang naghihilod na ay dinahandahan
inabot ni Jaimeng di pinamalayan.

Tiniclop at biglang cumahig nang tacbo
nalingonlingunan nitong pinaglilo
pagdaca'i hinabol si Jaime del Prado
nang hindi abuta'i nanangis si Febo.

Habag mo'i ilingon oh balitang Marte
dinguin ang pagluhog niyaring binibini
¿uala ca na bagang capit na pangapi
cundi iyang aquing damit calapati?

Minamatamis pang quitlin yaring buhay
houag lamang iyang di co aring tunay
marinig ni Jaime ang pananambitan
pinihit ang loob na ibig tumanan.

Lumapit sa harap nang capoua tuhod
at nangayupapang cordero ang ayos
ang luha sa mata'i nanatac nanagos
ang princesa nama'i napaui ang poot.

Aniya'i baquit mo inasal ang gayon
aco'i dinulutan nang ililingatong
at yaring lagay co'i pinahabolhabol
lapatan nang dusa ang cay Marteng tugon.

Aco nga ang lilong hindi na nanganib
na humauac nitong bendita mong damit
mulang itanim ca sa ubod nang dibdib
linisan ang madlang landas nang matouid.

Cabaitang dalá'i ipinaghaguisan
sa laot nang cutya't quinabig ang halay
inaring magaling ang gauang magnacao
at di alaalang mapaparusahan.

Caya sa harap mo princesang butihin
yuta mang hininga ay inihahain
datapoua't yaring tapat na pagguilio
ang houag mo lamang sanang lilipulin.

Ni ang camataya'i di macapapacnit
ó sa ibayo man nang mundo'i tumauid
icao ri't icao rin ang hinihinging pilit
sa Diyos na maguing lunas niyaring sáquit.

Itong numanamnam sa abang pagluha
niyong sa hinagpis ay dì macauala
palibhasa'i dating may gayac nang aua
¿alin ang hindi pa isabog ang toua?

Tindig sa dalita ngayon ay maghubad
nang binabalabal na saquit at hirap
yamang yaring puso'i icao rin ang bumihag
abot yaring camay sangla nang paglingap.

Nguni't ang bilin co ay iyong tandaan
oh príncipeng casi baca malimutan
houag babanguitin ang aquing pangalan
cahiman at tayo'i laong nacacasal.

Sapagca't cung aco'i hamaquing masambit
cusang masusuot calapating damit
dadalhin sa aming reinang nagquiquipquip
cung gayo'i hirap co at lalo mong saquit.

Ang pinagbilina'i hindi cumiquibo
luha sa dalauang mata ang tumulo
aniya'i matibay na aquing pangaco
di ca babanguitin cahima't sa biro.

Sila'i umalis nang di naghantonghantong
at sa cay Croboang cueba ay tumuloy
sa reina Matea naman iuucol
dahil sa dalauang princesang nagsumbong.

Si doña Francisca at si doña Juana
tunay na capatid ni doña María
anila ay hindi po namin nacasama
yaong aming bunso cung saan nagpunta.

Sabihin ang galit niyong reinang bantog
apat na serpiente siyang ibinotos
at pinausisa ang giganteng tanod
cung ano't sa baño ay may nacapasoc.

Humayo na cayo at inyong patain
ang lilong giganteng nagsucab sa aquin
at capagcamatay inyo nang hanapin
si doña Maríang palamara't tacsil.

Yumao na silang di nagilang oras
dinating ang bundoc nang Olfato agad
pagquiquita nila nang giganteng sucab
tinanong cung baquit hindi natalastas.

Cung sinong nagnacao sa bunying princesa
sagot nang gigante euan co aniya
pagcasabing gayon ay nagpamuoc na
pinilit pinatay nang apat ang isa.

Ng sila'i magsauang uminom ng buhay
ay ang hinalughog ang bundoc at parang
sa guinalagala at tinanaotanao
nabungo sa cueba nitong si Croboan.

Sa unahang pinto'i siyang nacatanod
paglalapit nila'i agad nang naghamoc
nang magbabapga na ang buhaui't culog
quinulang nang palad si Croboang bantog.

Palibhasa'i apat ang nagtulongtulong
may hindi sa dugo niya pagcagumon
caya nga't ang langit ay naglucsa tuloy
nang malupagui na ang singao nang lindol.

Nagpatuloy silang pumasoc sa silid
maca may tauo pang doo'i nalilingid
anopa't nang anyong magtama nang titig
príncipe't serpiente'i inacay nang bangis.

Si Marte ay dalidali nang tumayo
sacbat ang caniyang caliz na manigo
ualang bigong sacsac na hindi nagbubo
sa manga serpiente nang maraming dugo.

Nang may limang oras silang nagbabangay
yaong tig-pipitong uloy di naugnay
cung bagat malaglag muling sasabuyan
nang lauay nang bato'i di na macagalao.

Matapos ang buhay nang calabang apat
ay nagsangusapan silang magsingliyag
mahangay moui na sa Ungriang siudad
nang tayo sa lungcot ay houag mababad.

Lumacad na silang hindi nagpaliban
ang bundoc ay cahi't gabi'i linalamay
nang malalapit na sa loual nang bayan
humanap nang cubong mapagpahingahan.

Sa isang pastora sila'i naquisuno
na cung mangyayari'i magpatuloy ca po
ang may-bahay namang loob na maamo
sa nagsisiluhog tumangap nang suyo.

Ano'i sa camilang oras nang pagidlip
nagsasalitaan yaong magsingibig
ani Jaime'i aco'i bucas aalis
haharap sa ama't inang nagtangquilic.

Sa iyong pagdating naman ay mahalay
cundi salubungin niyong manga mahal
caya matulog na't pagbucang liuayuay
aco ay papasoc at quita'i iiuan.

Ang paguusapan pala'i naririnig
nang abang pastora at hindi natiis
sumagot na bigla sa nagcacaniig
pasintabing galang niyaring isusulit.

Sapagca't ang haring Enrico del Prado
sampu pa nang reina't madlang consehero
ay nabibilangong lahat sa castillo
quinulong binihag niyong manga turco.

Diumano'i caya umuling lumusob
yaong manga morong unang nangaayop
nabalitang uala ngayon ditong salot
ang príncipe'i parang sinindihang cusot.

Pinapagningas na ang apoy nang galit
ang micha ay pauang balá't pagngingitngit
sa buong magdamag ay ualang inisip
cundi ang magbuga sa moro nang caliz.

Capagca umaga'i nacyat sa ibabao
nang cabayo niyang pulad ang cabagay
pagsayad sa tapat nang palasio real
sa dugo nang turco'i nagpatid nang uhao

Pinapagsayao na ang malicsing tabac
sa liig nang manga tauong macaharap
sa galit na yao'i ualang di pinigtas
na buhay liban na sa nagsitacas.

Anopa't ang hucbo nang morong masinsin
sa guitna nang plaza ay nangahihimbing
ang banig at cumot ay dugo't buhangin
sinisilbing unan ay silasila rin.

Nang uala na siyang mabughan nang poot
doon sa castillo naman ay pumasoc
hinango ang ama't inang iniirog
at sampu ng madlang guinoong may grillos.

Ualang matutuhang sungabang ibayad
ang manga hinango sa dilim nang hirap
at ang isa't isa'i nagpapasalamat
bucod pa ang handog na iguinagauad.
Sa hari't sa reinang hindi mapagsino
itong anac nilang si Jaime del Prado.
caya'i cung tauaguin príncipe de oro
¿alin po ang langit na tinulacan mo?
Uica nang príncipe aco po ang aba
na pinagsauaan nang cumacalinga
at aco ang inyong tunay na anac nga
pinasupling muna't pinutol na bigla.
Habang linalasap ang balitang yaon
niyong amang hindi nahabag magtapon
añg luha sa mata'i siyang pinabalong
gayon din añg manga consehong capulong.
Pumanhic na sila sa palasio real
at isinalita nasapit nang buhay
sampo nang princesang naguing paquinabang
sa lubhang mahirap na pamumuhunan.
Sinamo ang hari na cung mangyayari
salubungin lamang nang lahat nang grande
tuloy magpagayac nang isang caruage
at labing dalauang damang sasacbibi.
Nagpabando nanga ang mahal na hari
sa lahat nang sacop niya'i humihingi
tanang ihahandog larong sarisari
sa mamanugangin siyang ibabati.
Musico at canyon sa muralya'i agad
pinapaguing culog ang higuing at lacas
ang porlon ay pulos na doradong pilac
palamuting bitin diyamante at perlas.

Manga duque't conde marques caballero
casama sa gayong ligaya nang reino
nagsilacad sila at doon tumungo
bahay nang pastorang hinintuang daco.

Ang princesa naman ay nacapanungao
at inuulinig dagundong nang guimbal
ano'i nang canilang abutin nang tanao
anila ay lubhang maliit ang bahay.

Hindi natin sila mapagpapatuloy
at mahalay naman cundi sumalubong
mahanga'i gumaua nang palasyong ucol
sa canilang lahat cahit magtitipon.

Damit calapating taglaytaglay niya
palibhasa ito'i encantado pala
anomang ibiguin ni doña Maria
lalabas na lahat na ualang pagsala.

Humingi nang isang palasyong mariquit
mahabang lamesa't silyang di mumuntic
sarisaring culay ang manga potages
gayon din ang manga refrescong maibig.

Dinaig ang isang funciong sacdal laqui
ualang handang hindi pauang pangpauili
caya't nang mapanhic buong taga corte
sa hanga'i naualang loob dilidili.

Baquit ang isa pang ipanguiguilalas
musico ay hindi nila namamalas
palibhasa'i lalang nang encantong lahat
caya nangyayari cahi't hindi dapat.

Nang macatapos nang sila'i macacain
niyaya ni Jaime ang asauang guilio
tayo'i umoui na nang hindi gabihin
tumalima naman ang talang maningning.

Sumacay sa porlon ang piling liuayuay
at labing dalauang dama ang caacbay
sa matá nang tauo ay nacasisilao
lalo't cung tumama sa sicat nang arao.

Ñang sila'i dumating sa loob nang corte
nacyat sa palasio si Febo't si Marte
at ipinagayac nang bunying príncipe
yaong pagcacasal nilang magsingcasi.

Hangang umuunos ang fiestang daquila
ang ligaya naman sa reino'i humaba
mahal man at mura matanda ma't bata
pauang nangagalay nang icatutoua.

Ano'i sa matapos yaong pagcacasal
at sayá nang reino na siyam na arao
tinauag nang lihim ang reinang marangal
damit calapati ay pinaingatan.

Bilin nang príncipe sa ina'i mahigpit
sa icapito rao cahon ay isicsic
nang hindi nacauin nang macaiibig
ó cung magtanan ma'i houag macaalis.

Tumanong ang reina sa bugtong na anac
¿princesang asaua'i ano ang pamagat?
iyan po ay houag ninyong mabubuclat
at aco ay hindi macapagpahayag.

Tumahimic naman itong naguusisa
at maalaman ma'i ualang mapapala
dalauang singibig ang pagbabandila
nang cahinusayan ang isasalita.

Pagsasama nila'i di mababagayan
ninomang mabait sa mundo'i nacasal
cung ano ang linis nang pagsusunuran
gayon din ang quintab nang pagmamahalan.

Cung bagá may hapis ang isa at isa
ay dinadamayan nang casing asaua
hindi mapagtalo na paris nang iba
ngayon panahong ating naquiquita.

Nang may limang bouan ang pagcacaniig
nitong sa ligaya ay nangaiidlip
si Jaime del Prado'i sinumpong nang init
naisipisipa'i maligo sa batis.

Princesa'i niyaya siya'i samahan
pumayag sa luhog ang asaua naman
pagdating sa batis lumubog pagcouan
si doña Maria'i nacatayo lamang.

At pinagmamasdan ang asauang irog
ang príncipe nama'i habang naghihilod
sasagapin yaong sa tubig na agos
saca sasabuyan ang anac ni Venus.

Sa inoroy-oroy at biniro-biro
ni Jaime ang ngalang baual ay nabungo
baquit baga Maria hindi ca maligo
di ca na nangauit nang tinayo tayo.

Pagcasabing gayon niyong Mariang ngalan
princesang asaua'i naual'at naparam
di naman natalos ang pinatunguhan
damit calapati nasuot nang tunay.

May virtud na taglay ang damit na yaon
palibhasa'i catha nang encantong pusong
ngalan nang may-ari capagca natucoy
agad masusunod saan man idoon.

Caya pagcabanguit nang uica ó Maria
damit calapati lumabas pagdaca
sa pinagtaguang cahon niyong reina
at agad nasuot sa bunying princesa.

Sa Monte de Oro nang siya'i idating
dinatnan ay pauang icahihilahil
ang reina Matea'i halos nanguiguiguil
nang suntoc at sicad daig pa ang martir.

Dalauang capatid ni doña Maria
sa reinang may galit ay naquiquigaya
nang sinuntocsuntoc sicad at pagmura
saan cang lupalop nagtago anila.

At hindi ca nanga nuha nang paalam
sa nagiuing daig ang ating magulang
nang pagaaruga at pagpapalayao
iguinanti'i lalong carumaldumalan.

Ang abang si Maria'i hindi cumiquibo
ang luha na lamang ang pinatutulo
siya'i iquinulong sa castillong tanso
ang rehas ay bacal at pitó ang pinto.

Ang damit na suot ay gulagulanit
sa pagcain nama'i tinasahang tiquis
lahat ng málabing mga mumo't mismis
sa isáng criada ay ipahahatid.

Igaui co rito sa abang príncipe
malinguna'i uala ang asauang casi
nagbihis at biglang hinanap sa torre
yaong itinagong damit calapati.

Nang hindi maquita'i nanáog pagcouan
sa ama at ina'i di na napaalam
at ipinangaco ay paglalamayan
hanapin ang casi saan man humanggan.

Baga man at hindi niya nababatid
ang Monte de Orong malihim na yungib
hahalughuguin dao na lubhang mapilit
hangang dulo nitong sangsilungang langit.

Nang siya'i sumapit sa guitna ng bundoc
sa lilim ng isang cahoy ay lumuhod
sa Poong devoto'i nanalanging lubos
upangding mabungo ang nais nang loob.
Aniya'i mangyaring aco'i ituro mo
ó devotong mahal Poong San Antonio
sa lilim na landas nang Monte de Oro
para mo nang habag sa nanánagano.
Ibilang mo na pong ito ay himacas
nang aquing pagsahod sa iyo nang lingap
pinipintacasing santo ay nahabag
napilit ang tulong niya ay iladlad.
Sinugong manaog ang dalauang angel
at ipinadala ang sombrero,t chapin
ang cay San Antoniong pahayag at bilin
sa príncipe Jaime ito'i inyong dalhin.
Cayo ay cunuari tila magaauay
sa sombrero't chapin ay mangaghilahan
cung siya'i lumapit saca pahatulan
at ualang pagsalang di patuturingan.
Agad na sabihin ninyo sa caniya
ang chapi't sombrero'i may virtud na dala
cung baga't sa ulo ay napuputong na
ang sinomang tao'i di macaquiquita.
Gayon din ang botang may taglay na galíng
cung baga't sa paa'i masuot na tambing
tutulad sa isang mabilis na hangin
at masusunduan sino mang hanapin.
Yao na ang manga angel na sinugo
sá piling ni Jaime nag-agauang tanto
sa pagcacaingay at di magcauasto
halos maghampasan bago'i nagbibirô.

Linapitan sila nitong nalulumbay
tinanong cung baquit cayo'i nagaauay
sabihin sa aquin ang cadahilanan
aco ang bahalang magpapaaninao.

Anang isang angel paquingan po ninyo
itong amin ngayon bagabag at gulo
sapagca't ito pong chapin co't sombrero
ninacao sa aquin nitong si fulano.

Ang sagot nang isa'i aquin pong nabili
sa nangaglalaco doon po sa tiangui
houag maniuala mahal na príncipe
sa gauang manecas iyon po ay dati.

Sinabi na tuloy nila capagcouan
yaong sa sombrerong dalang cagalingan
capagca napatong sa ulo nino man
di na maquiquita cahi't maguing arao.

Maringig ni Jaime ang pagayong sulit
na igaligaya ang caniyang dibdib
mahanga'y ticman co at subuquing tiquis
bago co hatulan cayong nagcagalit.

Cung baga't ang inyong sabi ay tutoo
aquing isusuot ang bota't sombrero
hindi malalao't babalic din aco
caya nga maghintay muna cayo rito.

Ipinayag naman palibhasa'i hangad
nila capagdaca ang macuhang agad
si Jaime del Prado yao na't lumipad
daig ang haguibis nang matuling limbas.

Anyong pantay dulo mahabang cauayan
nasalubong niya ang aguila real
tinanong cung saan nagbuhat na lugar
sagot nang aguila'i nanginain lamang.

Uica nang príncipe cung bagá't ibig mo
para co nang utang na loob sa iyo
mangyaring sa aquin sana'i ituro mo
ang tapat na landas nang Monte de Oro.

Tugon nang aguila'i di co nababatid
ang iyong malalim na ipinagsulit
mula nang libutin itong sangdaigdig
ang Monte de Oro'i di pa nasisilip.

Doon ca patungo sa bahay ni Bouan
at ipagtanong mo iyang iyong pacay
sapagca't ang sicat niya'i cung sumilang
itong buong mundo'i nababalabalan.

Lumipad na naman itong pusong uala
na sucat mabungong mabuting balita
pagdating sa bahay ni Bouan ang uica
aco ay mayroong linalayo't pacsa.

Naparito ngayon ang una ay bigyan
icao niyong Dios nang magandang arao
at ang pangalauang bagabag at pacay
sa camahalan mo'i magtatanong lamang.

Nagulat si Bouan sa himalang yaon
príncipe ay baquit dito napahantong
yamang sa sangmundo icao'i pinopoon
sa lamig co'i pilit susuco ca ngayon.

Pinasicat nanga ni Bouan ang lamig
ang guinao ay uala manding macauangis
matanto ni Jaime ang cay Bouang galit
nang nangingique na'i tinauag si init.

Pagcasambit niyong cay init na ngalan
lacad nang panaho'i naguing catatagan
nang nagdalang yamot siya nang pagsilang
bumaba't si Jaime ay quinaibigan.

Icao nga ang tangi nang tapang na tauo
at inalintana sampu nang bagsic co
caya ngayon tayo'i magamigo
sabihin ang bagay nang linalacbay mo.
Tugon nang príncipe'i ang aquing linayon
ang Monte de Oro'i ipinagtatanong
pagca't si aguila,i aquing nasalubong
diumano'i icao ang nacanunuynoy.
Ani Boua'i lalo ca pang napahamac
acong itinuro'i isa ring gulilat
cahima't ang aquing sinag ay malapad
ang bundoc na yao'i di co natatatap.
Mahanga'i doon ca sumamo cay Arao
malayo ang abot nang canyang silang
si Jaime del Prado'i yumao pagcouan
ang puso ay halos madurog sa lumbay.
Sa bahay ni arao nang siya'i malapit
tinanong cung ano ang layon at ibig
icao ang sa mundo'i naglatag nang bangis
baquit naparitong sa buhay naghatid.
Pagbabayaran mo ang utang sa lupa
ang lahat nang tauo'i nasupil na yata
sampung aco'i ibig idamay cung caya
sa ingat na buhay hindi naaaua.
Magpacatatag ca ngayon nang paglaban
at aco ay hindi isang hamac lamang
ang lubhang mainit na sicat nang Arao
ilinatag nanga sa sangsinucuban.
Lahat nang halaman sa mundo'i natuyo
sa init nang arao ay pauang sumuco
bucod ang príncipeng tanging nacatayo
nagmamasid lamang na di napapaso.

Tinauag si lamig ay ualang nagaua
si Arao sa gayong ayos ay namangha
nang nagdamdam ngayo'i nagcusang bumaba
quipquip ang canyang nasayang na bala.
Quinauit sa camay itong nagmamasid
na ualang mahitang pagayop ni init
aniya'i hindi nga quita magagahis
dapat cang tauaguing quilabot ng bangis.
Aco ay maraming naquitang calaban
di aco nabungo nang ganiyang tapang
mapaibaba ca't mapaitaas man
ang tacot ay hindi taglay sa catauan.
Sabihin mo't turan ang balang maibig
ang lagay ta ngayong parang magcapatid
anoman ang iyong balisa't ligalig
dadamayan quitang hindi matitiis.
Saad nang príncipe ang nais nang puso
na cung mangyayari sandaling ituro
ang Monte de Orong di mabungobungo
cung saan lupalop yaon natatago.
Ani bona'i icao lamang dao ang dapat
sa bundoc na yao'i nacatatalastas
sapagca't ang iyong maligoy na sicat
nabibilibiran ang sangmaliuanag.
Ang sagot ni Arao aquin ngang nalibid
itong buong mundo at silong nang langit
nguni't iyang iyong ipinalilirip
magpahanga ngayo'i di co nasasapit.
Itong sangtinacpang langit ay nalibot
ualang nacaligtas na lihim na suloc
tangingtangi iyang sinabi mong bundoc
dumaig sa aquing daladalang limot.

Cung mapilit ca ring ibig mong malining
ualang ibang lunas sa iyong hilahil
cundi ang paronang dapat sanguniin
yaong mapangahas na lilong si Hangin.

Ipagmacaaua ang iyong pagluhog
banta co ay siya ang nacatatalos
sapagca't si Hangin saan ma'i susuot
ualang ilat siyang di nahahalughog.

Lumipad na naman ang yapos nang dusa
ang bahay ni Hangin ang siyang tinumpa
habang cumacauag ang luha sa mata
nanatac dahilan sa sintang asaua.

Saca idudugtong sa tinangistangis
madlang panambitang dudurog nang dibdib
at ang sarisaring himutoc hinagpis
ganito'i liningin nang may auang bait.

Ay asauang irog na tali nang buhay
nagpasasa ca na sa lugod at layao
acong iniuan mo sa laot nang lumbay
di man magunita cung buhay o patay.

Canginong candungan aco inilagac
sucat magcalinga niyaring abang palad
aco'i binayaan na suminghap-singhap
timbulan ma'i uala sa baha nang sindac.

Uala nangang daang buhay co'i masaguip
niyaring pagcalunod sa di ca masilip
susumandali nang oras at iidlip
sa cabilang mundo ang paghingang guipit.

Hihintain lamang ang sagot ni Hangin
cung icao ay dapat co pang paghanapin
nguni't cung hindi na asahan mo guilio
aco'y nabulid na salabi nang libing.

Di na itatangui sa pipitang hucay
yaring catauan cong ualang casaysayan
maguing bilang co nang sa iyo'i pagdamay
cung sacali ca mang nasa cahirapan.
Ganito't madla pang panaghoy at luhog
ang ipinupulas nang paghihimutoc
at ang nacamasid, diamante mang loob
sa habag ay pilit magtataglay lunos.
Nang matambad siya sa bahay ni Hangin
dinatnan ang ina pagdaca'i nagturing
caya naparito't sa lupa'i nangaling
sa bugtong mong anac ay may sasabihin.)
Dahilan sa isang cailanga't sadya
sa canyang harap magmamacaaua
ang tugon nang ina ay baca sa biglang
pagdatal ay icao'i biguian nang dalita.
Mahanga'i itago muna quita Jaime
nang di ca pagsilin mahal na príncipe
di pa nalulutas ang sa inang pacli
eto na si Hangin may pasang buhaui.
Agad inusisa si Jaime del Prado
¿ano ang naisip ngayo'i naparito?
¿di mo natatalos ang cabagsican co?
icao yata'i parang isang gamo-gamo.
Marahang sumagot ang ugat nang tapang
aniya'i houag mong daanin sa ingay
bala mong ibiguin aco'i nalalaan
sa isang paris mo'i hindi nariringal.
Lalo nang umalab ang cay Hanging galit
sa sagot na yaong lubhang matutulis
at sino ca aniyang hindi matutulig
niyaring aquin ngayong bagyong icacapit.

Pinairal ngani ang hanging masasal
macapitong cadiot sa lacas ay sacdal
at halos ang madlang halaman at bahay
sa mundo ay hindi magsilbing suhayan.
Nang mahahapay na ang príncipeng bantog
sa lubhang matinding icapitong cadiot
tinauag si bacal ay hindi na naquilos
nangauit si Hangin sa inugog ugog.
Mahalata niyang di nababagabag
yaong binubughan nang dalita't hirap
pinuhunang pagod sinayang at sucat
caya't nang magsaua'y nagcusang lumubag.
Huminto si Hangin at napatunganga
sa pagcapahamac nang canyang bala
tungcol tagamundo'i uala nang balita
sa tapang at lacas cung hindi icao nga.
At icao nga lamang D. Jaime del Prado
ang quinasilauan nang piling bangis co
caya mula ngayon tayo ay magcatoto
sabihin ang bagay nang linalacad mo.
Ani Jaime'i dahil sa turo ni Arao
ang nacababatid diumano'i icao
nang Monte de Orong malihim na lugar
para mo nang aua'i samahan mo lamang.
Pagca't may pito nang taóng hinahanap
ang puno at sanhi niyaring dalang hirap
anitong si Hangin bucas ay gumayac
madaling arao pa tayo ay lumacad.
Cahapon nang hapon lamang ay doroon
at iguiniba co ang batalan tuloy
nang reina Mateang ualang macaucol
ang sumpa sa aquin sa nangyaring yaon.

Anong laqui naman nang iyong pagsinta
sa nabibilangong si doña Maria
ani Jaime'i ¿baquit caya nagdurusa?
dahilan sa inyo na guinauang sala.

Cung gayon dagli tayong magsigayac
nang sila sa aquing camay ay magbayad
pagbucang liuayuay si Hangin ay cagyat
manga buntot niya ay pinapangalisag.

At pinasacay na ang bunying príncipe
sa ibabao niya't ang ipinagsabi
nang di ca malaglag tumangang mabuti
alangan ang isang palasong malicsi.

Sa Monte de Oro nang sila'i malapit
pintong papasuca'i sa bouayang bibig
sapagca't si Hangin saan ma'i sisingi't
caya hindi silà lubhang nanganganib.

Nang mapaloob na ang magcaibigan
cusang nagsilapag doon sa batalan
si Jaime del Prado ay bago iniuan
ilang tagupilin muna'i linagacan.

Pagca't cumacaing inabutan nila
ang reina Matea't dalauang princesa
habang sumusubo nama'i minumura
ang na sa castilyong si doña Maria.

Ang bilin ni hangin sa piling catoto
magpacatipid ca doon Jaime del Prado
anomang pag-ayop ang mariringig mo
sa gauang magalit ay houag mabuyo.

Ualang ibang lunas cundi ang magtiis
ang bundoc na ito ay lubhang panganib
cun talunin mo man at sila'i magahis
dito'i hindi ca na naman maalis.

Caya nga ano mang galit ay tipirin
cung ibig maquita ang asauang guilio
sundan mo ang criadang naghatid nang canin
balang pintong bucsa'i maquipasoc ca rin.
Yayang mayroon ca sombrerong may virtud
sa ulo mo lamang ay biglang isuot
di ca mapapansin cahi't maquipasoc
hangang dini aco't paalam na irog.
Naiuan si Jaimeng bugtong sa batalan
pagsubo nang tatlo'i sinisilip lamang
sari-saring mura sumpa at tungayao
sa casing asaua na mapapaquingan.
At pagcatapos nilang macacain
manga mumo't mismís pinulot na tambing
sa isang taptapang bao isasapin
sinisilbing pingan ni Maria sa carsel.
Saca tatauaguin yaong isang criada
ito ay dalhin mo sa lilong cay Maria
si Jaime del Prado puso'i nagbabaga
dangan di mangyaring magpamalay siya.
Yao na ang criadang may dalang taptapan
at ang pitong susi nang pintong matibay
sumunod-sunod na ang príncipeng hirang
ang balang pasuquin ay papasoc naman.
Sa uacas na pinto nang sila'i sumapit
naquita ang muc-ha nang asauang ibig
ang dating liuanag ni Febo at diquit
ay pinaglahuan mandin ang caparis.
Ang lubhang mapungay na titig nang mata
nanlalim na parang mistulang bangcay na
balat na maquinis at pisnging mapula
anaqui'i binabad sa suca at mirra.

Hindi maiquilos ang lunong catauan
nang una'i balitang talarong timbangan
ang lamad sa buto'i cumacapit lamang
caya di mangyaring tangapin nang hucay.

Cusang inilipat nang abang alipin
yaong dinadala sa taptapang canin
abang doña María ay ayao tumiquim
panagot ay buntong hiningang malalim.

Criada'i aalis cung ayao lumasap
biglang sususian ang pintuang bucas
ang príncipe naman ay nagpalumagac
umupo sa isang tabí t nagmamalas.

Di napaquiquita sa asauang casi
taganas na luha ang sinasacbibi
uica sa caniyang loob na sarili
hindi pamamalay ano mang mangyari.

Hangang di mabanguit ang canyang ngalan
magtatago muna sa princesang hirang
ngayo'i igagaui yaring pagsasaysay
sa malaong oras na hinihimatay.

Mana'i sa magbalic nanao na hininga
niyong azucenang lanta ang capara
humibic nang hindi sucat na mabata
ninomang may bangis cahi't nagparusa.

Ganito'i namnamin nang balang may ibig
mapucao ang himbing nang luhang naidlip
aniya'i ¿aling mundo at alin pang langit
ang paghahandugan nang hirap co't saquit?

Nangasaan cayo manga piling hinlog
camaganac na di marunong lumimot
ngayong nabibidbid aco nang himutoc
¿nababata ninyong sa dusa'i magapos?

Icao aquing amang labis maganduc-ha
sa bunso mong halos sa palad ihiga
nahan iyang iyong lingap at calinga
pagsicat ni Febo'i siyang paglubog nga.
Di bagá cung aco'i may camunting lagnat
binabanyusan mo nang luhang nanatac
sarisaring culay na tapal at lunas.
saan man naroo'i ipahahalungcat.
¿Baquit baga ngayong aquing cailangan
yaring iyong bunsó'i di man parinihan
at ngayong malubha ang lagnat nang lumbay
napálayo-layo at pinagtaguan?
Cayong manga santo't santang taga langit
angeles profetas manga querubines
cayong calahata'i ¿ano't natitiis
acong linalablab nang saquim na saquit?
Ganid na pagdusta'i nginalotngalot
bituca nang dusa'i siyang tagasahod
ang culang na lamang sa hucay mahulog
dangan ang hindi pa oras na matapos.
Mahahabaguing langi't aua mo'i nasaan
nauiuiling lubha sa capayapaan
bago'i ang laurel niyaring cahirapan
ay ipinuputong sa aba cong buhay.
Icao naman caya oh príncipeng casi
sa reinong Ungria'i pangulong bayani
at ngayong panahong gugulin ang licsi
cusa mong nilimot ang pagcabuhaui.
O aco ay iyong tinicmang mababad
sinuboc cung bagá tatagal sa hirap
maguing batóng buháy ang puso catigas
paghinanactan ca banta co ay dapat.

¡Ay asauang poon! di ca na nacutya
sa pagca Marte mong guerrero cunua
cung saansaan ca tangulan nang madla
acong cabiyac mo ay dinadalita.
Don Jaime cong ibig yamang sa tiuasay
ga niniig ca at nagugulaylay
ualang ibang bilin yaring mamamatay
cundi ang rosaryo na siyam na arao.
Maguing para mo nang balato sa aquin
bagama't hindi mo nais ang gumilio
aco ang sinama't icao ang guinaling
sa payapang bayan na quita hihintin,
Masambit ang ngalan ng bunying príncipe
siyang pagpupugay nang sombrerong iui
lumuhod sa harap nang asauang casi
sumicat ca Febo ang uica ni Marte,
Nacatcat na ngayon ang ulap nang saquit
sa dating liuanag muli cang humilig
pauiin ang madlang manga hinanaquit
bunutin ang subyang na nasa sa dibdib.
Itong sinasamba'i nadulit sa gayon
himalang pagsipot nang asauang poon
diua'i nagsaua nang sa mundo'i mamupol
nang layao caya naparito ngayon.
Aco'i mayroon nang pitong taóng singcad
niyaring pagcaculong sa carcel nang hirap
at malaong ca nang tinatauagtauag
natabunan mandin nang ligaya't galac.
¡Oh tali nang buhay! ang sagot ni Jaime
¿ay baquit gayon na ang iyong pagapi
uala ca na bagáng dinoradong sabi
cundi yaring pusong dumog sa pagcasi?

Cung namamasid mo lamang yaring buhay
mulang lumubog ca sa Ungriang bayan
itong sangdaigdig ay aquing guinaygay
hinanap ang iyong sinisicatang lugar.

Sa ibong aguila'i aquing siniyasat
ang Monte de Oro'i di maipahayag
gayon din si Bouan ay cusang inaquiat
ang bundoc na ito'i hindi rao talastas.

Doon ay muntic nang mamatay sa lamig
sa guinao ay uala manding macaparis
at si Arao naman ay aquing pinanhic
dinatnan ay lalong pamatay na init.

Hindi rin masabi ang Monte de Oro
sa cay Hangin naman aco'i napatungo
pitong bugsong cadiot niyong ipoipo
ang aquing tiniis at binata rito.

Nguni at sa aua nang Langit sa aquin
hindi itulot na aco'i masupil
tuloy na pinarang capatid ni Hangin
cahirapang iya,i ¿sino ang aatím?

Cung itong lahat cong dalitang sinagap
guillo ay hindi mo tuturingang lingap
dambhin yaring puñal sa dibdib ilapat
nang aco sa iyong puso'i macabayad.

Malining ni Venus ang madlang tinauid
na maraming hirap nang asauang ibig
binaui ang uicang manga hinanaquit
quiniquilala co aniya nang labis.

Sa carcel na yaon namahay na sila
cung anyong darating tacsíl na criada
agad magsasabi yaong cucuratsa
na nasa sa loob nang cahuela niya.

D. Jaime'i masuot nang iyong sombrero
ang may dalang canin ngayo'i paririto
ang príncipe nama'i pagdaca'i tatacbo.
cucubli sa isang suloc nang castillo.

Cung macaalis na babaing alipin
sombrero sa ulo'i agad bubuhatin
at sa cucuratsa'i hihinging pagcain
lilitao na lahat anomang ibiguin.

Sarisaring ulam ang pinalalabas
magcagana lamang ang asauang liyag
caya't di nalaon ang catauang payat
nauli sa dati ang bilog at quias.

Nagbangon si Febo sa hihigang labo
pisngi ay pumulang tumulad sa guinto
nalugas na buhoc tumubo't lumago
sangcap nang catauan lahat ay nauasto.

Matay nang isipin nang lilong alila
yaong sa cay Maríang dahil sa pagtaba
pagdaca'i pumanhic at ibinalita
sa tatlong verdugong uliran nang sama.

Aniya'i si Maríang abang nasa carcel
mataba na ngayon cung ano ang dahil
ang uica nang tatlo'i paroronan namin
titingnan ang sanhi at sisiyasatin.

Yumao na silang bitbit na ang susi
si D. Jaime naman siya'i sinanguni
niyong cucuratsa at ang ibinati
oh bunying príncipe magtagong manali.

Darating ang tatlong anac nang pagayop
at si doña María'i mamasdan ang ayos
sombrero'i madali na iyong isuot
tumabí sa isang mapanglao na suloc.

Sa gayo'i masabi nitong cucuratsa
pinto'i binubucsan nang magbibisita
ano'i nang canilang mamasdan si María
sa paninibagong cataua'i nagtaca.

Maganda ang muc-ha na anaqui'i Arao
lumipas ang dating pamumutlang culay
lalo't cung ititig ang matang mapungay
ay mananaghili maguing si Venus man.

Anhin mang curuin ang puno at mula
ualang maalamang ibuhat na uica
namamanas lamang caya tumaba
dahilan sa lamig na hindi cauasa.

Manga uicang yaon ay capagcatapos
pagmumurahanan nang catacotacot
na may sumisibad at may dumadagoc
bucod pa ang dungol, tampal at pagsurot.

Yaong nasa suloc hindi macaquibo
sa galit ay halos masigao ang puso
dangang ang hindi pa signos ang mapugto
ang hininga disin sana ay nagtago.

Masuya ang poot nang manga may uhao
sa dugo nang abang pinarurusahan
ay cadalidali nilang pinanauan
ga nañgagtira pa nang bubugsong suclam.

Napaui ang dilim at ang pagliuanag
ni Febo sa carcel naman ay sumicat
yaong nagtatago sa suloc ay agad
pinugay sa ulo ang sa tagabulag.

Nagusap na silang dalauang singibig
ani María'i aco'i tantong naiinip
cung baquin tayo'i hindi pa umalis
dito sa castillong sadlacan nang saquit.

Tugon nang príncipe ay ualang pagsala
tayo ay lalabas bucas nang umaga
bubong nang castillo'i binarata ñiya
doon dao lulusot silang magasaua.

Catulad nang pinto ang louang ng butas
manga casangcapan nila'i iguinayac
at sa magmadaling arao ay lalabas
di naman nalao't dumating ang bucas.

Bunying doña Maria'i cusang pinasacay
sa magica negra't siya'i bota naman
lumipad na silang hindi na hinintay
sa mundo ang buhoc ni Febo'i ilugay.

Nang may dalaua ng leguas ang naubos
naramdaman pala nitong reinang bantog
yaong pagtatanan nang magcasing irog
cagyat na hinabol ang pacpac ay poot.

Sapagca't masidhi encanto nang reina
di lubhang nalao'i aabutin sila
humiyao nang hintay manga palamara
dinguin ang pagluhog nang aquing sandata.

Tugon nang príncipe icao'i magmadali
sa may daco rine tayo ay lumimpi
nang yaring uhao cong caliz ay madampi
sa liig mong ayao sa lupa'i manlagui.

Matapat sa bundoc nang O fato'i cagyat
sa cahoy na isang daho'i malalapad
iquinanlong niya ang quipquip na dilag
hinintay ang reinang hangos nang paglipad.

Pagdating ay cahi't may damdam pang pagod
pinapagalab na ang ningas nang poot
alangan ang siclab nang quidlat at culog.
at parang pandayan na dumaragubdob.

Hinandulong niya ang bunying príncipe
ualang gamlay na di tuturang buhaui
itong nananagáng quilabot na dati
guinamit ang buong ingat na licsi.
Ualang di sisidlan nang pangingimbulo
sa naquitang lacas cay Jaime del Prado
ang lahat nang ibon at hayop sa damo
nauiling manuod sa tungaling ito.
Sa paquiquitalad saan di cung sanay
cahi't ilang oras hindi nangangalay
subali't ang reiná'i di lubhang datihan
hininga'i hinila nang paquiquilaban.
At ualang paguitan ang pouang ng sugat
culang ay malunod sa dugong naliguac
nang inaacalang di na macausad
humiyao na tila tunog nang pacacac.
Cauicaan niya'i cung baga maringig
nang caniyang sacop na hayop na ganid
ay aabuluyan siya sa panganib
sa Monte de Oro hiyao ay sumapit.
Ang boces nang reina'i nauatasuatasan
anila'i ang ating poo'i may ligamgam
mahanga'i guibicat ating saclolohan
ang sagot nang iba'i pagod nati'i sayang.
Sapagca't ang camay ng calabang bangis
cabalitaan na sa boong daigdig
cung ang ating reina'i guibicang mapilit
¿di tayo sa ating buhay ang naghatid?
Nangagpabaya na ang caniyang sacop
cahi't anong tauag ay di sumisipot
uinica na lamang sa sariling loob
sa aquing calaban sila'i natatacot.

Ani Jaime'i ¿baquit di ca pa sumuco
nang icao sa layao nang mundo'i matayo?
anang reina'i cahi't malugmoc sa dugo
hininga co'i hindi hamac mapupugto.

Nguni't aco ngayo'i gahis mo nang tunay
sadsad na ang aquing lacas na panglaban
nangangayupapa sa iyong harapan
ang pagcatutoong sumupil ay icao.

Nápahinuhod na naman ang príncipe
cabagsicang taglay cusang iniuaksi
pumayag sa hiling nang abang inapi
nagibigan sila di paris nang dati.

At nagpaalam na silang nangagtanim
sa pagcacasundo nang binhing rimarim
ang Monte de Oro ay dago dinating
ang sugat nang reina muna ay gumaling.

Yaong magasaua naman ay lumipad
tinunton ang lupa nang Ungriang siudad
sa pastorang bahay nang sila'i matapat
tumiguil at dahandahang lumapag.

Pumanhic sapagca't dating caquilala
saan di ang loob nila'i palagay na
laong naghiualay at saca magquita
di ang caraniuang bati ay cumusta.

Di matapostapos ang sayáng quinamtan
nitong manga bagong pusong nangauhao
sa di pagquiquitang mahaba nang arao
nilagoc ang tubig nang paguulayao.

Na nagcaingay na ang madlang balita
nang isa at isang labis icamangha
sa pagcacagulo libid nang salita
nasala-salaguay ang macaluluha.

Uica nang pastora itong cahariar
inabot nang isang malaquing ligamgam
yaong emperador sa Granadang bayan
ang iyong pagalis ay nabalitaan.
Ang buong acala nila at hinagap
icao ay doon na natira sa gubat
caya itong reino'i dinalhang bagabag
na di tinugutan hangang di mabihag.
Nang uala na silang liig na mapugot
ang hari at reina'i siyang isinunod
caya nga't ang aquing matigas na loob
nang mabalitaan ay pinapaglambot.
Matapos ang ilang balitang hilahil
puso nang príncipe'i nalanta't nalaing
hiningang nagtacbo'i anhin mang habulin
sa paghihimatay lumulupagui rin.
Mapaghimasmasan ang tiguib nang sindac
tanang iluluha sa mata'i niyacag
at pinababalong na anaqui'i perlas
bilang tagapahid ang asauang liyag.
Saca isinunod ang pananambitan
¡ay amang ama cong maling magpalayao!
¿baquit yaring bugtong na quinalulugdan
sa pait nang mundo'i bigla mong iniuan?
Dito naquiquitang hindi rin nga lubos
ang iyong paglingap sa anac mong irog
cung may pagmamahal na muntic sa loob
disin ay hinintay bago napatapos.
¡Ay inang ina co! ¿ano cayang dahil
ang ipinagsaua sa bugtong mong guilio?
¿di baga cung cayo ay bago cumain
hindi macasubo cundi aco hintin?

At ngayong malaqui ang dala cong gutom
natitiis ninyong mananghod nang lingon
sa ilang mayama't inang nagcacandong
¡ay abang abá na't sa abá co ngayon!
Tapos na, tapos na, tapos na ang toua
lipol na ang aquing ligaya sa lupa
ñguni at hindi na malalaong lubha
tayo'i magquiquita sa bayang payapa.
Cung maihanay na ang paghihinagpis
ay sasalacayan nang malaquing galit
cundangan ang oras nang gabi'i tahimic
linansag ang reinong inagao nang lupit.
Caya di pa halos malay magtalahoc
sa madaling arao nang bulugang manoc
itong may dalitang hindi macatulog
sa dilim nang hagda'i marahang nanaog.
Naginót-inót nang tuntunin ang landas
looban ang ualang tigatig na siudad
at di guniguning may bagyong lalagpac
na magbigay dusa sa gauang di dapat.
Habang humahacbang patumpa sa reino
yaong bulalacao na may dalang apdo
sa sariling loob ay rinerepaso
ang ibubulusoc niyang alipato.
Ang lahat nang tauo'i halos di pa guising
ay bumubuga na ang bombang hilahil
lilong presidenteng doo'i nagaangquin
ang muta,i hindi na nacuhang pahirin.
Ualang linactauan ang bunying príncipe
liban na sa manga cababayang dati
tungcol granadino sa loob nang corte
*Jesus Maria'i Josef*, ay di na masabi.

At saca hinango ang manga quinulong
niyong tampalasa't lilong emperador
lahat nang guinoo sa dusa'i nagbangon
ang pasasalamat nila'i ualang gayon.

Nangaguunahang humalic sa damit
nang príncipe nilang anyong taga langit
at di humuhumpay nang pagpapaguibic
hiyao na mahabang *vivang* cabitcabit.

Saca inusisa ni Jaime del Prado
ang corona't yaman nang haring Enrico
ang sagot nang manga piling consejero
sinamsam nang lilong emperador dito.

At caya ang iyong ina po'i namatay
sa bintana'i agad ipinaghaguisan
ang hari mong ama i sa calaguitnaan
nang hocbo'i nalagac ang caniyang buhay.

¿Alin? ang uinica cung aco'i dirito
tatauaguing palad nila'i macatacbo
datapoua't hindi sila sisiguro
na di pagbuntohan sila nang camay co.

Cung gayon mahanga'i lundaguin cong agad
ang bayang Granadang sumbat nang bagabag
capag sa hiling co'i hindi nagsipayag
huling arao nila ang tatacbong oras.

Yao na't pagdating ay biglang humiyao
lilong emperador icao nga'i manungao
dungauin mo yaring dapat na gantihan
hindi ang ama cong ualang casalanan.

Sayang niyang iyong carahasan at bangis
sa isang lalaqui'i ipinalulupig.
lahat nang sinamsam ngayon ay ibalic
nang di cayo ihan nang pasan cong galit.

Yaong emperador sa malaquing tacot
yaman at corona'i cusang inihandog
camay haluquipquip baluctoc ang tuhod
nangangayupapa uala nang pagluhog.

Nang magpacumbaba sa cay Marteng piling
yaong nangangambang ulo'i baca putlin
apoy na sinubhan tubig ang cahambing
poot nang príncipe lumubag-lubag din.

At iyong tumbagang quinalilimbagan
ang corona't cetro ang dinampot lamang
nagpiglas umoui nang di rao mamanglao
ang iniuang sinta sa loual nang bayan.

Paglapag sa harap ni doña Maria
bago nagpanayam ay nagyacap muna
at ibinalita ang dalang victoria
sa digmang malaquing dinaanan niya.

Ano pa't sa gayong pagsasabi't toua
sucat ipangalo nang sinomang diua
baquit ang isa pa na nagpapalala
yaong mabulaclac na pagsasalita.

May di pagcaubos cahi't anong dami
ang isasalaysay nitong mayparali
uica sa princesa nang bunying príncipe
ay magbihis ca na't abata sa corte.

Nangaiinip na marahil na roon
ang manga consehong aquing ibinangon
at ang ibig nila'i sa aquin maputong
ang corona't cetrong pagca emperador.

Oo aba tayo't nang hindi gabihin
uica nang princesa sa asauang guilio
lumacad na silang catulad ay hangin
caya't di naglouat palasyo'i dinating.

Sinalubong sila nang boong paglingap
nang manga guinoong nangaling sa hirap
palibhasa'i dugong malinis mataas
sa utang na loob marunong magbayad.

Hindi pa man halos nangacapapanhic
sa hagdana'i bigla nilang inilapit
ang cetro't coronang ninanaisnais
maputong sa ulo niyong mapagquipquip.

At ipinagdiuang nang maraming *viva*
yaong pagpuputong na lubhang masayá
mabuhay, mabuhay, mabuhay anila
itong emperador at emperadora.

May siyam na arao ang fiestang daquila
canyong sinusuhan ay halos maguiba
lahat nang musico ang nguso'i nagpasa
hangang di mapudpod ang sa tauong toua.

Anopa't nacadcad ang pisi nang lugod
na nacalilibang sa gauing pagtulog
huminto't ang naguing fiestang isinunod
ang idlip na lunas sa nangagaantoc.

Sa gayong malaon nilang pagpupuyat
may ualo ring arao bago nangadilat
ang cahinusayan niyong magsingliyag
nangaguisnan nilang tahimic banayad.

Malubay magutos parang timbangan
nang pamamahala sa nasasacupan
at ang magcasalang mahirap mayaman
lalapatang dusa't ualang quiquilingan.

Di paris nang ibang pinuno't hustisya
cung baga't mahirap ang magdedemanda
at saca mayaman ang macacacontra
may catouiran ma'i inilulubog na.

Gayon din ang hinlog cung malalapit
ang siyang maqueja cahi't macasaquit
ay apat ang camay na iquinacabig
at ualo ang tulac sa nangaguusig.

Pilit hahanapin ang mabuting butas
macalusot lamang ang hinlog sa harap
nguni't ang monarca sa Ungriang hayag
ualang pinipiling maquintab na balat.

At ang pagsasama nilang mahinahon
sa arao at gabi gamit ang debosion
caya nga't ang reino sa habang panahon
ualang sumasaguing bagabag lingatong.

Ito ang magcasing nagsunurang labis
higuit sa cangino pa mang magsingibig
sa hapo't umaga'i ualang iniisip
cundi ang magcalat nang aua sa cabig.

Hindi linilimot ang pasa simbahan
malinis ang nasa't hindi pala-auay
cung ano ang ganda gayon din ang asal
panatag ang puso't ang puri'i matibay.

Caya nga iba rin ang nagdedevoto
na itinutungcol sa sino mang santo
sa dusa't panganib hirap at simbuyo
may canauanauang taga pagsaclolo.

Paris nanga nitong naquitang nangyari
sa cahabaghabag na bunying príncipe
cung ualang debotong pinipintacasi
hindi macacamtan ang famang malaqui.

Dahilan sa manga sarisaring virtud
caya napasuco lahat nang encantos
at caya nabungo ang asauang irog
sa Monte de Orong malihim na tumoc.

Dahilan din naman sa cay San Antonio
natutong hanapin bayang Paraiso
dalauang singirog nang manao sa mundo
sa payapang baya'i nangahalubilo.

At itong inasal nang dalauang guilio
isa ring materiang dapat unauain
cung baga sa sulat nang bagong titiquim
humauac nang plumang panitic sa papel.

Pagsasama nila'i ulirang malinao
sa sino't sino mang bagong pacacasal
sapagca't cung hindi ay parang cauayan
tatayog na ualang quinapapacanan.

Bagcus ibubugá ang lalong masaclap
sa icasasama nila'i magyayacag
ang dulo't postrera'i siyang magtutulac
doon sa hantungan nang maraming hirap.

Caya pagtamanan nang manga lalaqui
cayo ay gayon din manga binibini
cung magaasaua'i doon sa mabuti
uica nang castila ay: ha de ser grande.

Tuloy sumasamo sa tulang mahalay
ay si L. R. ang sisihin lamang
tiguil aquing berso't maghigahigaan
sa dadapong libac parang nagaabang.



